# KALATAS

*Opisyal na Pahayagan ng Rebolusyonaryong Mamamayan ng Timog Katagalugan*

*TOMO 41 BILANG 10* *BASAHIN AT TALAKAYIN* *OKTUBRE 2021*


*EDITORYAL*

## Ilantad at biguin ang mga maniobra ni Duterte sa eleksyong 2022

Isa na namang nakakaaliw na karnabal ang darating na eleksyon sa 2022. Pinangungunahan ito ni Rodrigo Duterte, ang punong payaso ng Malakanyang katambal ang mga de-susing sirkero at salamangkero. Matapos niyang tanggapin ang nominasyon ng paksyong Cusi ng PDP-Laban na ilalabang bise presidente noong Setyembre 17, bigla itong nagpahayag ng "pagreretiro sa pulitika" nitong Oktubre 2. Pumalit at inindorso niya si Senador Bong Go na kaagad nagsumite ng kanyang kandidatura sa COMELEC. Sa gitna ito ng sunod-sunod na pagbagsak ng *net approval rating* ni Duterte sa sarbey ng SWS mula Mayo, Hunyo at Oktubre—palatandaan na nagsimula nang mabagot ang mamamayan sa mga palabas ni Duterte. Habang hindi pa klaro ang plano ni Sara Duterte-Carpio, tumaya si Duterte sa kandidatura ni Go bilang matapat na aso at tagapagmana ng kriminal at tiwaling paghahari niya at poprotekta laban sa pag-uusig ng ICC.

Samantala, laganap na ang maagang pangangampanya ng mga kandidato. Nagpapakalat ng mga pekeng balita at disimpormasyon ang *trolls* ng rehimen at ng mga Marcos na ginagamit para baguhin ang husga ng kasaysayan sa mga krimen ng Martial Law. Pinalilitaw sa mga bayarang sarbey na nangunguna ang mga kandidatong sina Sara Duterte-Carpio at Bongbong Marcos (BBM) upang manipulahin ang opinyong publiko.

Habang pinupulsuhan ang timpla ng mamamayan at umaasang umatras si Sara bilang reeleksyunistang alkalde ng Davao City para tumakbong presidente bago ang dedlayn sa substitusyon sa Nobyembre 15, madalian namang naghain si Bato dela Rosa ng kandidatura sa pagka-presidente sa ilalim ng PDP-Laban paksyong Cusi upang ireserba ang pwesto sa posibleng substitusyon ni Sara.

May mga pahiwatig na may binubuong kasunduang elektoral sina Sara at Bongbong Marcos nang magkita sila sa Cebu. Sa pag-uusap na ito, ipinahayag ni Sara ang suporta ng Hugpong ng Pagbabago—ang pangrehiyong partido na itinatag niya—sa kandidatura ni Marcos na tumatakbo



# KALATAS

Oktubre 2021
TOMO 41 BILANG 10


NILALAMAN




*Ang KALATAS ang opisyal na pahayagan ng rebolusyonaryong mamamayan ng Timog Katagalugan. Pinapatnubayan ito ng Marxismo-Leninismo-Maoismo. Inilalathala ito ng Partido Komunista ng Pilipinas (MLM) at ng Bagong Hukbong Bayan ng Timog Katagalugan.*

*Inaanyayahan ng patnugutan ang mga mambabasa na mag-ambag sa pagpapahusay ng ating pahayagan. Magpadala ng mga komentaryo at mungkahi, balita at rebolusyonaryong karanasan na maaaring ilathala sa ating pahayagan. Ito ay tumatanggap ng mga liham sa:*

 st.kalatas@gmail.com

 balikwastk.wordpress.com


bilang presidente sa ilalim ng Partido Federal ng Pilipinas na binuo ng mga pulitikong taga-suporta rin ni Duterte. Inihayag din ni BBM na nais niya sanang makatambal si Rodrigo Duterte subalit bukas pa rin siya kay Bong Go.

Pumapabor kay Duterte ang pagkakawatak-watak ng reaksyunaryong oposisyon. Naghain ng sari-sariling kandidatura sina Isko Moreno (Aksyon Demokratiko), Manny Pacquiao (Promdi) at Leni Robredo (Independent) sa kabila ng mga pagsisikap na bumuo ng isang nagkakaisang oposisyong lalaban kay Duterte sa eleksyong 2022 upang pigilan ang pagpapalawig at/o pagpapanumbalik ng angkan ng mga diktador sa estado-poder. Pinaghihinalaang pinatakbo ni Duterte si Moreno upang hatiin ang boto ng oposisyon. Samantala, nagpapanggap naman si Ping Lacson (Partido Reporma) na "anti-administrasyon" para makabiyak pa ng boto mula sa oposisyon.

Habang papalapit naman ang dedlayn para sa substitusyon ng mga kandidato sa Nobyembre 15, nagsasagawa ng lihim na mga aregluhan at kasunduan ang iba't ibang pampulitikang paksyon at angkan kung paano kapwa makikinabang at maghahati sa kapangyarihan sakaling manalo sa eleksyon ang sinuman sa kanila. Sa ganito namumutiktik ang mga posibilidad ng rigodon at tambalan ng iba't ibang pampulitikang angkan sa pagtakbo sa eleksyon.

Kinundisyon din ni Duterte ang mga militar para sa kanyang pampulitikang ambisyon. Nagbanta siyang gagamitin ang mga ito kapag "nagkagulo" sa eleksyon. Sa esensya, pagpapahiwatig ito ng kanyang planong ipailalim ang eleksyon sa kontrol ng militar o paglikha ng senaryo na "no elections" hanggang sa ideklara ang Martial Law. Dagdag pa, nagsisilbi ang militar at pulis para gipitin at paslangin ang mga karibal niyang tradisyunal na pulitiko, progresibo at makabayang kandidato. Ipinag-utos niyang supilin ang mga ito sa tabing ng gera kontra iligal na droga at "kontra-terorismo". Katunayan, militar mismo ang umaatake sa mga kritiko at progresibong *partylist* sa ilalim ng koalisyong Makabayan. Sa bisa ng Anti-Terrorism Law, pinararatangang "terorista" ang mga progresibong *partylist* sa layuning idiskwalipika sa eleksyon.

Ang parating na eleksyong 2022, gaya ng mga nauna, ay panahon ng pag-igting ng ribalan at pag-aagawan ng mga naghaharing-uri sa kapangyarihan. Nag-uunahan silang kunin ang loob at suporta ng mga dayuhang kapitalista, malaking burgesya komprador at panginoong maylupa. Nakikipagpaligsahan silang makuha ang boto ng mamamayang Pilipino gamit ang pera, dahas, panlilinlang at pandaraya. Pinapanatili nila ang mga dinastiyang pulitikal sa kani-kanilang mga teritoryo upang makapaghari at ipatupad ang mga kalakarang naaayon sa kanilang interes. Sa Timog Katagalugan, lalahok sa eleksyon ang mga angkan ng Aguinaldo at Remulla (Cavite); Hernandez at Ejercito (Laguna); Mandanas at Recto (Batangas); Ynarez (Rizal); Suarez at Tan (Quezon); Sato, Gadiano, Mendiola at Villarosa (Mindoro Occidental); Umali, Dolor, Panaligan at Leachon (Mindoro Oriental); Velasco (Marinduque) at Alvarez, Abueg, Reyes at Socrates (Palawan).

Nang itatag ang papet na republika sa Pilipinas, ininstitusyunalisa ng imperyalismong US ang reaksyunaryong eleksyon upang ikubli ang nagpapatuloy na dominasyon nito sa bansa. Sa kasaysayan, ang mga nahahalal na pinuno ng reaksyunaryong gubyerno ay may basbas ng US. Ngunit may banta sa dominasyon ng US sa Pilipinas dahil sa panghihimasok ng China. Nakikipagmabutihan si Duterte sa imperyalistang China na nagpapakita ng malaking interes sa bansa. Nauna nang ipinahayag ng China na hindi ito papayag na mawala si Duterte sa poder kaya may malaking posibilidad na manghihimasok din ito sa darating na eleksyon.

Kumukulo ang galit ng sambayanan sa mga maniobra ng

rehimeng Duterte na manatili sa kapangyarihan. Labis siyang kinasusuklaman sa kanyang mga krimen mula sa kabi-kabilang pagpatay, laganap na korapsyon hanggang sa pagbebenta ng pambansang soberanya sa mga imperyalista. Sinisingil siya sa kanyang mga pangakong napako kagaya ng pagpapatigil ng kontraktwalisasyon, pagbabalik ng pondong *coco levy* sa mga magniniyog at iba pa. Ngayong pandemya, paulit-ulit siyang kinakalampag sa kriminal niyang kapabayaan sa pagsansala sa lumalaganap na COVID-19, kawalan ng ayuda, pagsawalambahala sa mga manggagawang pangkalusugan at pagdarahop ng bayan sa kumunoy ng kahirapan.

Nagngingitngit din ang taumbayan sa kasabwat nitong pamilya Marcos na walang kahihiyang nirerebisa ang kasaysayan at itinatanggi ang kanilang mga krimen. Tigas-mukha nilang pinalalabas na ang Martial Law ay bahagi ng "ginintuang pamana" ng amang Marcos at sinasalaula ang husga sa lansakang paglabag sa karapatang pantao sa panahon ng diktadurya. Pinakamasahol, ipinahayag nilang kalimutan na ng taumbayan ang malagim na kasaysayan.

Tuntungan ng ambisyong elektoral ni BBM ang mga kasinungalingan na ang Martial Law ay "ginintuang taon ng kapayapaan at kaunlaran" at sa pamamagitan nito, binaklas ng diktador ang oligarkiya at napuksa ang korapsyon. Subalit ang totoong pamana ng yumaong diktador ay ang nakaw na yamang itinago ng pamilyang Marcos sa ibayong-dagat na siyang ginagamit sa mga luho ng kanyang angkan. Sa kanilang kasakiman, pinipilit pa nilang makuha ang ilang bahagi ng dinambong na pera. Ito ang perang ginagamit para mailuklok si BBM sa poder at sa pagpapalaganap ng *historical revisionism.* Limpak-limpak na salapi ang ginastos nila upang manguna si BBM sa mga sarbey, gawing *trending* ang #BringBackMarcos, magmalinis at ipagkalat ang "mabubuting bagay" na nakamit ng kanilang angkan sa poder at iba pang pekeng balita at disimpormasyon. Kung kaya, makatarungan lamang ang panawagan ng mamamayan na bawiin ang ninakaw na yaman ng mga Marcos.

Hindi rin binuwag ni Marcos ang oligarkiya, kundi naglagay siya ng mga bagong oligarko karagdagan sa mga dati na hanggang sa kasalukuyan ay namamayagpag sa bansa. Kabilang sa mga ito ang pamilyang Zobel-Ayala, Lobregat, Enrile, Campos, Cojuangco, Disini, Virata at iba pa.

Hindi na dapat pahintulutang mailuklok ang mga kasapakat ni Duterte at pati ang pamilya ng yumaong diktador na si Marcos. Dapat paigtingin ng mamamayang Pilipino ang kanilang pakikibaka para biguin ang mga pakana ng sabwatang Duterte at Marcos. Ilantad at batikusin ang *historical revisionism* ng rehimeng Duterte at ng mga Marcos. Papanagutin sila sa kanilang mga krimen sa bayan.

Bigkisin ang malawak na sambayanang Pilipino upang lubusang ihiwalay ang pangkating Duterte at Marcos. Pasiglahin ang pakikipag-alyansa sa mga naliliwanagang pulitiko at tunay na lingkod-bayan. Himukin silang manindigan para sa mamamayan at batikusin si Duterte sa kanyang mga krimen. Magbuo sila ng mga plataporma na naaayon sa interes ng bayan.

Gayunman, hindi dapat magpatangay sa repormistang hanging dala ng eleksyon. Tanging ang pambansa demokratikong rebolusyon ang magluluwal ng tunay at ganap na panlipunang pagbabago. Paramihin at patatagin ang mga rebolusyonaryong organisasyong masa at organo ng kapangyarihang pampulitika sa kanayunan dahil ito ang tunay na kumakatawan sa interes ng aping mamamayan. Puspusang makibaka upang ibagsak at wakasan ang bulok na sistema at palitan ng lipunang nagsisilbi sa interes ng sambayanan. K

PANGUNAHING LATHALAIN

# Pang-aagaw sa lupa, neoliberalismo at pasismo ng estado, pumapatay sa masang magsasaka

Ang masang magsasaka ang lumilikha ng pagkain ng bayan, subalit kailanman, hindi nasuklian ang malaki nilang sakripisyo at ambag sa lipunan. Ang masaklap, pinahihirapan pa sila ng mga neoliberal na patakaran at pasistang pang-aatake ng estado. Upang makapagbungkal ng lupa at mabuhay, kinakailangan nilang patuloy at puspusang lumaban kasama ng buong bayan.

**Magsasakang walang lupa**

Ugat ng kahirapan ng magsasakang Pilipino ang kawalan o kakulangan ng sariling lupang bubungkalin. Hanggang ngayon, tatlo sa apat na magsasakang Pilipino ang walang sariling lupa o kulang sa lupang mabubungkal. Kalakhan ng lupang agrikultural ay kontrolado ng mga panginoong maylupa, burgesya kumprador at reaksyunaryong estado.

Daantaon nang kahilingan ng mga magsasaka na mapasakanila ang lupang kanilang binubungkal. Nagdaan ang napakaraming mga programa sa repormang agraryo mula pa ng kolonyalismong Amerikano at ng mga nagpalit-palitang mga tutang rehimen ngunit bigo pa rin ang mga magsasaka sa kanilang inaasam na kahingian. Matapos ang pekeng reporma sa lupa ni Marcos sa ilalim ng PD2 at PD27, nagpatupad naman ang rehimeng Aquino ng Comprehensive Agrarian Reform Program (CARP). Umasa ang

maraming magsasaka ngunit sa kalaunan ay magiging malinaw na isa lamang pala itong instrumento para patuloy na mapagkaitan ng lupa ang mga magsasaka. Isa sa mga butas nito ang probisyon sa *non-coverage*, kung saan labas sa saklaw ng repormang agraryo ang alinman sa mga lupang may *8-degree slope* o dalisdis at mga lupang tatatakang para sa gamit komersyal o industriyal. Dahil sa *non-coverage*, naging ligal ang hindi pamamahagi ng pitong milyon sa 12.4 milyong ektaryang taniman sa buong bansa. Sa Cavite, ginagamit ang *non-coverage* para pagkaitan ng karapatan ang mga magsasaka sa Lupang Kapdula, Javeliana at Ramos. Arbitraryong kinansela ng DAR ang *notice of coverage* sa mga lupaing ito kahit na matagal nang pinagsasakahan ang mga ito.

Maanomalya rin ang mga ginawang pamamahagi ng lupa. Nabunyag ang *modus* ng DAR sa Palawan, kung saan ibinigay ang higit 2,000 ektarya ng Lupang Paseco at Pujalte sa 3,000 pekeng benepisyaryo. Kabilang sa mga binigyan ng lupa ang ilang opisyal ng militar at LGU habang pinalalayas ang mga lehitimong magsasakang nagbubungkal dito.

Nabunyag din na 10.75 milyong magsasaka ang hindi isinama sa talaan ng saklaw ng repormang agraryo ng gubyerno. Kung may nakamit man ang CARP, ito ay ang pagpapadali sa pagkamkam ng mga lokal at dayuhang kapitalista sa lupa ng magsasaka para pagtayuan ng mga proyektong komersyal, residensyal, eko-turismo, at industriyal.

**Pagpatay sa agrikultura**

Atrasadong agrikultura ang kinahinatnan ng napakatagal nang kawalan ng lupa ng mga magsasaka. Maliitan ang produksyon at mababa ang produktibidad. Kakatiting lamang ang kita habang patung-patong ang gastos sa pagtatanim hanggang sa makaani. Sa ganito, nakukulong sa siklo ng utang ang mga kasamá habang ang iilan na may sariling lupa ay nanganganib na mawalan.

Bingi at inutil ang rehimen pagdating sa ayuda sa mga magsasaka. Wala na ngang programa para sa reporma sa lupa, konsistente ang rehimeng Duterte sa pagbabawas sa badyet ng sektor sa agrikultura, at nitong huli, tuluyan nitong tinanggal sa badyet ng 2022 ang ayudang pantugon sa pandemya para sa mga magsasaka.

Imbes na bunutin sa ugat ang problema, sinangkalan pa ng reaksyunaryong gubyerno ang kawawang kalagayan ng agrikultura upang itulak ang mga neoliberal na patakarang lalong nagpapahirap sa mga magsasaka at unti-unting nagpapabagsak sa industriya ng agrikultura sa bansa.

Sa huling limang taon ipinatupad ng gubyernong Duterte ang higit na liberalisasyon sa sektor ng agrikultura alinsunod sa Agreement on Agriculture ng GATT-WTO. Isinabatas ang Rice Tariffication Law (RTL) noong Pebrero 2019 na ipinangalandakang solusyon sa mahal na bigas. Sa aktwal, bumaha ng *imported* na bigas sa pamilihan na nagpabagsak sa presyo ng palay hanggang sa P10-13/kilo. Bigo rin ang RTL na ibaba ang presyo ng bigas dahil nananatili ang kontrol ng *rice cartel* sa pamilihan.

Nang lumaganap ang African Swine Fever at nalipol ang mga baboy, inilabas ang Executive Order 128 noong Pebrero 2021 na nagpalaki nang apat na beses sa pinahintulutang bolyum ng *imported* na karneng baboy. Lumobo tungong 389,000 MT ang inangkat na karneng baboy sa panahong Enero-Agosto 2021 at sumirit ang presyo nito sa merkado nang hanggang P400/kilo.

Sa industriya ng asukal, umaalingasaw ang kutsabahan ng mga *import-export trader* at Sugar Regulatory Administration (SRA) para sa higanteng kita kapalit ng pagkalugi ng mga nagtatanim ng tubo. Iniuutos ng SRA ang pag-eeksport ng asukal kahit na maliit ang kita rito ng mga lokal na prodyuser, habang



hinahayaang mag-import ang mga *trader* ng asukal sa napakamurang halaga.

Dagdag problema ang sabwatan ng mga burukrata at dayuhang kapitalista sa smuggling ng mga produktong agrikultural. Halimbawa nito ang pagdagsa ng *smuggled* na *carrots* galing China na halagang P25/kilo lamang kumpara sa P50/kilo ng *carrots* galing sa Cordillera. Bunsod nito, halos walang kumpetisyong nagaganap dahil luging-lugi sa tuwina ang mga nagtatanim ng *carrots* sa bansa.

Pinapatay ang kabuhayan ng mga magsasaka sa nagpapatuloy na pagkatali ng lokal na agrikultura sa dikta ng imperyalismo. Sa liberalisasyon ng palay, nawalan ng P84.8 bilyong kita ang mga magsasakang Pilipino noong 2019 pa lamang. Matindi namang dagok sa mga magniniyog ang pagsulpot ng iba't ibang tipo ng *plant-based oil* sa pamilihan tulad ng palm oil at soybean. Dahil sa kumpetisyon, bumaba ang demand mula sa labas ng bansa kaya't apektado ang presyo ng kopra na isa sa pangunahing pang-export ng Pilipinas. Sa Quezon, halos tatlong taon nang napako sa P10-12/kilo ang presyo ng kopra na dati'y umaabot ng P30/kilo.

Lugi na nga ang magsasaka, nadagdagan pa ito ng pinsala ng mga kalamidad at tigil-hanapbuhay dahil sa pandemya. Sa tindi ng kanilang kahirapan, tiyak na hindi kakayanin ang napakamahal na presyo ng mga bilihin tulad ng bigas na P38/kilo ang pinakamura. Kahit ang datos ng reaksyunaryong gubyerno, na kinuwenta gamit ang napakakonserbatibong estadistika sa *poverty incidence*, ay nagsasabing doble ang dinaranas na kahirapan ng mga magsasaka kumpara sa buong bansa.

Mariing nilalabanan ng masang magsasaka ang rehimeng Duterte na nagsadlak sa kanila sa pinakamasahol na kalagayan. Sinagot ito ng rehimen ng matinding panunupil na ikinubli sa gera kontra-terorismo. Aabot sa 333 ang magsasaka't manggagawang bukid na pinatay ng rehimeng Duterte. Daan-daan ang ginipit at sapilitang pinasuko bilang mga kasapi diumano ng BHB. Dislokasyon sa kabuhayan, trauma at pinsala sa ari-arian ang pinagdusahan ng mga biktima ng pambobomba, panganganyon at iba pang atake sa mga komunidad.

Sa kabila nito, nagpapatuloy at umiigting ang pakikibakang magsasaka. Namamalas ang kanilang determinasyon sa matatagumpay na barikada laban sa pagpapalayas, kilusang okupasyon at mga anyo ng kooperasyon habang may pandemya. Higit sa lahat, paparaming magsasaka ang lumalahok sa rebolusyon upang itransporma ang bulok na lipunan at kamtin ang kanilang demokratikong interes at kahilingan. K

**Papalaking importasyon ng pagkain sa ilalim ni Duterte**

Tumaas ang *import dependency ratio* o porsyento ng pagsandig sa importasyon para tugunan ang pangangailangan sa pagkain ng bansa sa unang tatlong taon ni Duterte.

| | 2016 (%) | 2019(%) |
|---|---|---|
| Bigas | 5 | 20.2 |
| Bawang | 89.1 | 92.2 |
| Patatas | 14.8 | 18.1 |
| Tuna | 3.7 | 17 |
| Galunggong | 0.4 | 21.9 |
| Karneng baboy* | 10.6 | 12.9 |
| Karneng baka | 32.7 | 40.3 |

**Bago ang paglaganap ng ASF*

## Pagdedepensa sa Lupang Paseco, tagumpay

Matagumpay na dinepensahan ng mga magsasaka ng Lupang Paseco sa Coron, Palawan ang kanilang lupa laban sa pagpapalayas at pang-aagaw ng Provincial Agrarian Reform Office (PARO) nitong Setyembre. Pinangunahan ng Alyansa ng mga Magsasaka at Mamamayan sa Yulo King Ranch Paseco Farmers (ALMMA-YKR) ang pakikibaka para sa karapatan sa lupa.

Napag-alamang maanomalya ang *installment* ng mga Certificate of Land Ownership Award (CLOA) sa Lupang Paseco dahil karamihan ng pangalan sa listahang hawak ng PARO ay mga indibidwal na kilalang nagbebenta ng lupa, mga nakatira sa ibang probinsya, mga militar at opisyal ng opisina ng agrikultura at PARO sa lalawigan. Pinakamasahol, wala sa listahan ang pangalan ng mga aktwal na nakatira at nagsasaka sa Lupang Paseco kaya pilit silang pinalalayas.

Noong 2018 pa nagsumite ang mga magsasaka ng Lupang Paseco ng Petition for Inclusion. Tinanggihan ang petisyong ito ng Department of Agrarian Reform (DAR) ngunit hindi ipinaalam sa mga magsasaka. Ipinaabot na lamang ito sa panahong pinalalayas na sila.

Kinakamkam ang Lupang Paseco para sa negosyo ng mga opisyal ng PARO na si Daisy Magbanua at Municipal Agrarian Reform Office (MARO) na si Herman Genaro. Nauna na nilang ibinenta ang ibang bahagi ng Lupang Paseco sa mga dayuhang negosyante.

Nananawagan ang ALMMA-YKR sa DAR na gumawa ng agarang aksyon pabor sa mga magsasakang tunay na nagmamay-ari at nagsasaka sa Lupang Paseco. Iginigiit din nilang dapat panagutin sina Magbanua at Genaro sa maanomalya at anti-magsasakang pamamahagi ng CLOA. K




Una sa serye ng mga artikulo hinggil sa Martial Law sa ilalim ng diktadurang US-Marcos

# Baliktanaw bago ang Martial Law ng diktadurang Marcos

*"Ang lahat ng hindi nakakaalala ng nakaraan—at matuto sa mga aral nito—ay hindi makalilikha ng kanilang sariling kinabukasan. Kung wala ang mga alaala at aral ng nakaraan, habambuhay silang magiging alipin."*

Tumpak at napapanahon ang mga katagang itong isinatitik ng makabayang manunulat, dramaturgo at aktibistang si Bonifacio Ilagan sa kanyang akdang "Alingawngaw: Ang Southern Tagalog 10", ang istorya hinggil sa sampung aktibista sa Timog Katagalugan[1] na sapilitang dinukot ng mga armadong pwersa ng estado noong 1977, pinaniniwalaang tinortyur, ginahasa ang mga kababaihan at saka pinatay. Biktima sila ng isa sa maituturing na pinakamalagim na yugto ng kasaysayan ng Pilipinas, ang panahon ng Martial Law ng diktadurang Ferdinand Marcos. Ngunit hanggang sa ngayon, 44 taon na ang nakalilipas, hindi pa natatagpuan ang bangkay ng pito sa kanila. Mas masakit at nakapagngangalit laluna para sa pamilya ng mga biktima ang tila ba pagmamaniobra ng mga natitirang Marcos para rebisahin at ganap na baligtarin ang kasaysayan, at tuluyang ibaon sa limot ang pangyayari sa kanilang mga kaanak. Ang patuloy na sigaw ng mga kaanak ng ST10 at ng libu-libo pang biktima ng Martial Law ni Marcos: "hindi na dapat maulit pa ang lagim na ito, dapat managot at hindi na dapat makapanumbalik ang mga Marcos sa kapangyarihan!"

**Ang krisis na dulot ng pagkaluklok ni Marcos sa Malacañang**

Tinalo ni Ferdinand Marcos si Diosdado Macapagal noong eleksyong 1965 at muling naluklok sa pagkapangulo noong 1969 laban kay Sergio Osmeña Jr. ng Liberal Party. Mula nang manungkulan, naging pinakaepektibong papet ng imperyalismong US si Marcos at subok na kontrarebolusyonaryo.

Sa unang termino pa lamang ni Marcos, binangkrap na niya ang ekonomya ng bansa. Higit niyang ibinuyangyang sa dayuhang pandarambong ang likas-yaman at malalawak na lupain ng bansa at iginawad ang samu't saring insentibo sa mga dayuhang korporasyon tulad ng kaluwagan sa pagbubuwis. Itinayo ang mga export processing zone (EPZ) sa Bataan, Baguio City, Cebu, Cavite, at iba pa na nagsilbing permanenteng teritoryo sa ekonomya ng dayuhang monopolyo na hindi saklaw ng mga batas sa pagbubuwis sa Pilipinas at nagtatamasa ng mga karagdagang pribilehiyo tulad ng pagbabawal ng pag-uunyon at pagwewelga sa loob ng mga EPZ.

Binuhusan nito ng napakalaking pondo ang pagtatayo ng mga obras publikas, mga gatasang dambuhalang proyekto tulad ng Chico Dam at ang di pinakinabangang Bataan Nuclear Power Plant at iba pang proyektong "pampaganda" at di-produktibo—sukdulang mademolis, bakuran o kaya'y gibain ang mga komunidad ng mga maralitang lungsod. Ibayong lumaki ang gastos para sa luho, pagtatayo ng mga asukarera, pagbubukas ng mga minahan at ispekulasyon sa mina. Para patuloy na makautang sa mga dayuhang bangko, muling ibinaba ng rehimeng Marcos ang halaga ng piso. Bunga nito, lumobo ang utang ng Pilipinas at sumirit pataas ang presyo ng mga pangunahing bilihin.

Sadlak sa kahirapan at ibayong naghihikahos ang mamamayang Pilipino, bahagya lamang na itinaas ng ilang piso ang minimum na sahod ng mga manggagawa kaya hindi sila makaagapay sa ibayong pagtaas ng mga bilihin. Paparami rin ang bilang ng mga manggagawang nawawalan ng trabaho bunga ng pagsasara ng ilang mga kumpanya at/o pagbabawas ng mga manggagawa. Lumaganap ang pangangamkam ng lupa ng mga magsasaka sa pagkakatayo ng mga EPZ at minahan sa iba't ibang bahagi ng bansa. Sa pagtatapos ng dekada '60, halos araw-araw na sumisirit ang presyo ng mga produktong petrolyo bagay na lalong nagpasirit ng implasyon sa buong kapuluan. Walang maibuhos na pondo ang gobyerno sa mga pampublikong paaralan at pamantasan pero busog na busog ang mga kroni ni Marcos.

Pipi't bingi rin si Marcos habang parang baboy-ramong pinagbabaril ang mga Pilipino sa mga base militar ng US sa bansa. At masahol pa, kapalit ng ilang dolyar, isinubo ng rehimen ang mga sundalong Pilipino sa gera ng pananakop ng US sa Byetnam sa pagkakabuo ng PHILCAG (Philippine Civic Action Group). Kasabay nito, pinatigas ni Marcos ang kontrol sa reaksyunaryong militar sa pagtatalaga sa malalapit na kamag-anak sa tuktok nito tulad ni Gen Fabian Ver, hepe ng AFP at Gen Fidel Ramos, hepe ng PC-INP. Kaalinsabay binubusog ni Marcos ng limpak-limpak na suhol at promosyon ang mga halimaw niyang opisyal militar para bilhin ang personal na katapatan sa kanyang paghahari.

1 ST10: Rizalina Ilagan, Jessica Sales, Gerry Faustino, Ramon Jasul, Cristina Catalla, Modesto Sison, Salvador Panganiban, Emmanuel Salvacruz, Virgilio Silva, Erwin dela Torre




## Ang lumalakas na kilusang kabataan at muling pagtatayo ng PKP

Bunga ng dustang kalagayang ito, tumindi ang diskuntento sa hanay ng mamamayang Pilipino. Sumigla ang mga aksyong protesta sa pangunguna ng mga kabataang estudyante na nagsimulang maggiit ng kanilang mga hinaing laban sa mataas na matrikula, bulok na mga pasilidad at panggigipit ng mga pamantasan sa malayang pamamahayag at kalayaang akademiko. Kalaunan, tumungo at nakipamuhay sila sa mga komunidad ng manggagawa, magsasaka at maralita para alamin ang kanilang kalagayan at makipag-aralan rin sa kanila. Sa higit na pagkamulat sa kalagayan ng lipunang Pilipino, patuloy silang nag-aral at naghanap ng solusyon sa nakikita nilang problema ng imperyalismo, pyudalismo at burukrata-kapitalismo, ang tatlong salot ng lipunang Pilipino.

Lumaganap ang mga diskusyon hinggil sa mga aral ng Marxismo-Leninismo at Kaisipang Mao Zedong sa loob at labas ng mga pamantasan. Kritikal nilang pinag-aralan ang kasaysayan ng magiting na pakikibaka ng mamamayang Pilipino mula pa noong panahon ng kolonyalistang Espanyol. Nakita nila ang kahalagahan ng pagkakaroon ng isang partidong magbibigkis sa pakikibaka sa buong bansa na tatangan ng pinakamatalas na linyang tumpak para ibagsak ang mga salot ng lipunang Pilipino. At noon ngang Disyembre 26, 1968 muli nilang itatatag ang Partido Komunista ng Pilipinas sa gabay ng Marxismo-Leninismo-Kaisipang Mao Zedong at pangunahing magsusulong ng armadong pakikibaka sa pamamagitan ng isang matagalang digmang bayan. Para magawa ito, makalipas lamang ang ilang buwan, itinatag nila ang Bagong Hukbong Bayan noong Marso 29, 1969. Lalong sumigla ang mga kilusang masa sa pamumuno ng PKP sa pagtatapos ng dekada ’60.

## Ang First Quarter Storm at ang lumalakas na panawagan ng rebolusyon sa buong bayan

Dumaluyong sa walang katulad na sigwa ng mga demonstrasyon, martsa at mga kongresong bayan ang patriyotikong kilusang masa sa pagpasok ng dekada ’70. Isa itong kilusang propaganda at rebolusyong pangkultura para sa digmang bayan upang kamtin ang pambansang pagpapalaya at demokrasyang bayan. Ang mga protestang ito na nilahukan ng daan-libong mga manggagawa, magsasaka, kabataan, mga progresibo’t makabayang intelektwal ang sumambulat sa mga lansangan ng Maynila mula Enero hanggang Marso ng 1970, na tinaguriang First Quarter Storm. Parang apoy itong kumalat sa mga mayor na syudad at kabayanan sa buong bansa. Walang-takot na hinarap ng mga aktibistang sawa na sa pang-aapi at pagsasamantala ang anumang karahasang ihahambalos sa kanila ng mga pulis, METROCOM, PC at mga sundalo ni Marcos sa bawat pagkilos. Ang kanilang sigaw: rebolusyon o digmang bayan!

Ipinamalas ng First Quarter Storm ang malawakang disgusto ng mamamayang Pilipino sa rehimeng Marcos at ginagawang pagpapakapapet sa imperyalismong US. Higit nitong pinaalab ang damdamin ng mamamayang Pilipino na magiging daan sa mabilis na paglakas ng rebolusyonaryong pakikibakang pinamumunuan ng PKP, bagay na nagpabagabag at yumanig sa istabilidad ng rehimeng US-Marcos sa estado poder. Habang nagpapatuloy ang mga protestang bayan, panay din ang buladas ni Marcos hinggil sa umano’y pakanang destabilisasyon ng mga komunista sa kanyang rehimen, bagay na hindi umano niya pahihintulutan. Pero ang totoo, natatakot si Marcos sa lumalakas na diskuntento at panawagan ng mamamayan na ibagsak ang kanyang paghahari at pangungulimbat.

## Ang Plaza Miranda Bombing, suspensyon ng Writ of Habeas Corpus at pekeng Enrile ambush

Agosto 21, 1971, niyanig ng pasabog ng dalawang granadang inihagis sa entablado ng Plaza Miranda ang miting de avance ng Liberal Party, ang kalabang partido ni Marcos. Siyam ang namatay at 95 ang sugatan. Kabilang sa mga nasugatan ang mga lider ng oposisyon na sina Senador Jovito Salonga, Eddie Ilarde at Eva Estrada-Kalaw at iba pang kilalang nasa oposisyon laban sa rehimeng Marcos. Ibinintang ito ni Marcos sa PKP at lumalakas na kilusang masa.

Kagyat na sinuspindi ni Marcos ang karapatan sa

*writ of habeas corpus* na nagbukas sa walang habas na pang-aaresto nang walang mandamiento de aresto sa lahat ng tumutuligsa at lumalaban sa kanyang rehimen, na mga tinatatakang kaaway ng estado. Sa basbas ng imperyalistang US, pinaigting ni Marcos ang militarisasyon at malawakang binuo ang mga yunit sa "kontra-insurhensya".

Ngunit mas maraming Pilipino ang hindi naniwala na kagagawan ng Partido ang pambobomba kung kaya't kailangang itanghal ng rehimen ang dramang "ambush me" sa noo'y Defense Secretary niyang si Juan Ponce Enrile noong Setyembre 22, 1972 at ibinintang rin sa PKP. Matapos nito, iaanunsyo na ni Marcos na nasa ilalim na ng Martial Law ang buong kapuluan noong Setyembre 23 ng nasabing taon.

Mula sa panahong ito, hindi na makapaghahari sa dating paraan ang buong naghaharing sistema kasama ang mga palamuti ng mga burges na liberal na institusyon at proseso. Hindi na maayos sa mapayapang paraan ang kanilang alitan. K

*TUGON*

**TUGON**
**NI PATNUBAY DE GUIA**

# Ano ang climate change? Bakit ang mga imperyalista ang dapat panagutin sa climate change?

Mas malalakas at mapaminsalang mga bagyo, madalas na pag-iral ng El Niño at La Niña, mas matinding init, mahahabang tagtuyot at malawakang pagbaha sa maraming lugar—ito ang kinakaharap ngayon ng mamamayang Pilipino at iba pang mamamayan ng daigdig dahil sa penomenon na *climate change* o pagbabago ng klima ng mundo. Indikasyon nito ang mas mahahabang tag-init at tag-ulan sa mga tropikal na bansa. Ang ibang bansa na may apat na panahon ay nakararanas din ng pagbabago sa haba ng kanilang tag-init, tagsibol, taglagas at mas matinding taglamig.

Ang *climate change* ay ang pagbabago sa kundisyon ng panahon na resulta ng mga pagbabago sa temperatura ng daigdig. Dalawa ang sanhi ng pagbabago ng klima. Una, ang mga normal na aktibidad ng kalikasan tulad ng pagbabago sa aktibidad ng mga bulkan o pagbabago sa init na dulot ng araw. Pangalawa, ang mga aktibidad ng tao na sumisira at nagdudulot ng polusyon sa kapaligiran. Sa dalawang ito, ang pagwasak at polusyon sa kapaligiran ang higit na nagpapabilis sa *climate change* sa mga nakaraang taon.

Nagbabago ang klima dahil sa pag-init ng daigdig o *global warming*. Napipigilan ng tinatawag na *greenhouse gases* (GHG) tulad ng *carbon dioxide* ($CO_2$) at *methane* na mula sa mga *fossil fuel* ang paglabas ng sikat ng araw sa mundo papunta sa kalawakan. Bumibilis din ang pagnipis ng *ozone layer* na sumasala ng *ultraviolet radiation* mula sa sikat ng araw na pumapasok sa mundo bunga ng polusyong industriyal. Nagiging mabilis ang pag-init ng mundo na siyang nagpapabago sa galaw ng hanging nagdudulot ng malalakas at madadalas na mga pag-ulan at bagyo. Mabilis ring natutunaw ang malalaking tipak ng yelo sa ilang bahagi ng mundo na nagdudulot ng pagtaas ng tubig sa mga karagatan na nagpapalubog sa mga eryang kostal.

Taliwas sa pinalalabas ng mga imperyalista, hindi purong natural na penomenon ang *climate change*. Ang mga imperyalista ang pangunahing may kagagawan ng *global warming* dahil sa walang tigil na pangwawasak at pandarambong sa kalikasan, sa ngalan ng dambuhalang tubó, na humantong sa pagbabago ng klima. Sila ang dapat sisihin at panagutin sa pagtindi ng mga pinsala at pagkawasak sa buhay, ari-arian at kabuhayan ng mamamayan sa daigdig resulta ng pagbabago ng klima sa mundo.

Ang pagkawasak ng kapaligira't kagubatan at ang pagsunog ng *fossil fuel* bilang pangunahing pinagkukunan ng enerhiya ang pinagmumulan ng pagdami ng mga GHG lalo na ang *carbon dioxide* at *methane* na nagdudulot ng *global warming*. Sa mga abanteng bansa nagmumula ang malaking bolyum ng mga GHG na ito na ibinubuga ng dambuhalang mga industriya at maduming teknolohiya sa *power generation*. Sa buong daigdig, ang US, China at mga bansa sa Europa ang pangunahing mga bansa na pinagmumulan ng GHG at polusyon. Sa ngayon nauungusan na ng China ang US sa pinakamalaking nagbubuga ng GHG. Tinatayang umaabot na sa 57 porsyento ang *global emission* ng GHG sa buong daigdig noong 2019. Aabot sa 67.8 porsyento dito ang *industrialized country emissions* ng mayayamang bansa.

Bagama't nanggagaling sa mga imperyalistang bansa ang kalakhan ng GHG, mas bulnerable naman ang mahihirap na bayan sa epekto ng *climate change*. Iniinda ng mahihirap na bayan ang mga pagbaha dahil sa malalaking bolyum ng buhos ng tubig ulan mula sa napakalakas na hambalos ng mga bagyo at maging sa panahon ng tag-ulan ay naruon ang mga pagbaha o pagtaas ng lebel ng tubig tulad ng nangyayari sa ating

bansa. Samantala, sa ibang panig ng daigdig, lalo na sa kontinente ng Africa, matatagal na tagtuyot ang nararanasan ng mamamayan doon.

Nagbabago ang padron ng kalikasan kaya apektado ang mga karagatan at kagubatan na pinagmumulan ng pagkain at kabuhayan. Halimbawa nito ang bansang Pilipinas na napakaliit lamang ng kontribusyon sa GHG (0.3%) ngunit tinukoy na isa sa sampung bansang pinakabulnerable sa epekto ng mga kalamidad na kaakibat ng *climate change*. Patunay nito ang pagkakatala ng Pilipinas sa Global Climate Risk Index bilang ikaapat sa buong mundo na apektado ng matitinding kalamidad dulot ng pagbabago sa panahon. Pinangangambahan ang pagtaas ng tubig sa Manila Bay nang 12.3 mm kada taon dahil lalamunin ng tubig ang mga siyudad sa Metro Manila. Nasa panganib ang buhay at kabuhayan ng halos kalahati ng populasyon sa bansa dahil sa patuloy na pagtaas ng tubig.

Idinadaing naman ng mga magsasaka sa kanayunan ang mahahabang panahon ng tagtuyot na nakaaapekto sa kanilang mga pananim. Sa Quezon, pininsala ng mahabang tagtuyot ang mga pananim na niyog na lalong nagpaliit sa kanilang kita. Nagdurusa rin ang agrikultura sa CALABARZON na laging napipinsala ng mga bagyo. Sa pananalanta ng Bagyong Jolina nitong Setyembre, P299 milyon ang inabot na pinsala sa agrikultura sa bansa, kabilang ang CALABARZON.

Sinisisi ng reaksyunaryong gubyerno at mga naghaharing-uri sa Pilipinas ang mga maralita sa paglala ng epekto ng kalamidad. Anila, hindi matigil-tigil ang mga pagbaha sa Kamaynilaan at iba pang lungsod dahil sa pagtatapon ng basura ng mga naninirahan sa tabi ng estero. Sa kanayunan, sinisisi naman ang maliliit na mag-uuling at magkakaingin sa diumanong pagkawasak ng mga kagubatan na kung tutuusi'y tira-tirahan na lamang ng dambuhalang pagtotroso at napakaliit na bahagi lamang kumpara sa kinakalbo at ginigibang puo-puong libong ektaryang kagubatan ng malalaking konsesyon sa pagtotroso at pagmimina.

Pilit na ikinukubli ng mga naghaharing-uri ang tunay na dahilan ng mga sakuna—ang pandarambong sa likas na yaman, walang habas na pagwasak sa kalikasan dulot ng mapaminsalang pagmimina, malakihang pagtotroso at polusyong industriyal sa kapaligiran kapalit ng pagkakamal ng labis na tubó ng iilang naghaharing-uri. Ito ang resulta ng makauring sabwatan ng mga imperyalista, malalaking burgesya-kumprador, asendero at burukrata-kapitalista na deka-dekada nang nakikinabang sa likas na yaman ng bansa.

Pag-aari at may malaking sapi sila sa mga multinasyunal na kumpanya sa pagmimina at pagtotroso na malawakang nagwawasak sa kagubatan at kabundukan. Nagdudulot ang operasyon ng malalaking kumpanya ng matitinding baha, pagguho ng lupa, mahahabang panahon ng tagtuyot at pagkaiga ng mga ilog. Ang pagkaubos ng mga kagubatan ay magreresulta sa pagpapakawala ng mas maraming *carbon dioxide* sa atmospera, dahilan para lumala ang global warming.

Hindi dapat isipin na ang agresibong pagbabago sa klima na nagdudulot ng malulubhang sakuna ay mga simpleng natural na mekanismo ng kalikasan lamang. Mas malaking bahagi sa resulta ng *climate change* ang mismong naturalesa ng mga imperyalistang bansa na wasakin ang natural na balanse ng kalikasan sa ngalan ng pagpapalaki ng tubó at kita. Upang mapanatili ang pagkamal ng labis-labis na tubó, malubhang inaabuso ng mga imperyalistang bansa ang pagpiga ng yaman mula sa kalikasan at pambansang patrimonya ng mga neokolonya at atrasadong mga bayan nang hindi man lamang isinasaalang-alang ang malulubhang pinsalang maaaring idulot nito sa mamamayan ng mundo. K





# Pananalasa ng FMO at RCSPO sa TK

Mariing kinondena ng mamamayan ng Timog Katagalugan ang walang puknat na *focused military operations* (FMO) at *retooled community support program operations* (RCSPO) ng AFP-PNP. Naghahabol ang mga sundalo at pulis sa rehiyon na kamtin ang kanilang hibang na target na lipulin ang BHB bago matapos ang termino ng diktador na si Duterte.

**Mindoro**. Naglunsad ang 203rd Infantry Brigade (IBde) at PNP-MIMAROPA ng panibagong bugso ng FMO at RCSPO ngayong Oktubre na sumaklaw sa mga bayan ng Gloria, Bansud, Bongabong, Roxas, at Mansalay sa Oriental Mindoro; at Rizal at San Jose sa Occidental Mindoro. Kinatangian ang operasyon ng mararahas na interogasyon at paulit-ulit na panggigipit sa mga sibilyang pinagbibintangang sangkot sa rebolusyonaryong kilusan.

Walang puknat na ginalugad ng mga berdugong tropa ang limang bayan ng Oriental Mindoro. Nagsipagtayo ng mga kampo ang mga pwersang pang-RCSPO sa ilang pamayanan sa Brgy. Lisap sa Bongabong at Brgy. Panaytayan sa bayan ng Mansalay sa tabing ng pagbibigay ng mga pekeng proyektong pangkabuhayan. Subalit sa halip na kaluwagang pangako sa mamamayan, naglunsad ang mga berdugong tropa ng malawakang interogasyon, pagbabanta, pananakot at intimidasyon at panggigipit sa populasyong sibilyan sa mga nasabing pamayanan. Sa tindi ng nilikhang teror ng mga militar, nagpakamatay ang isang katutubong Buhid sa Brgy. Lisap matapos ang mabalasik na interogasyon ng mga sundalo.

Para kontrolin ang populasyon sa mga nasabing bayan, naglatag ang mga militar at pulis ng ilang suson ng mga *checkpoint* o *population control points* sa *national highway* ng mga bayang saklaw ng FMO. Iligal itong nanghalughog ng mga gamit sa loob ng mga sasakyang nagdaraan na nagdulot ng malaking perwisyo sa mga Mindoreño.

Nililigalig din ng FMO ang mga residente ng Brgy. Monteclaro, San Jose at mga barangay ng Manoot at Pitogo sa Rizal sa Mindoro Occidental. Nagbabahay-bahay ang mga berdugong tropa sa umaga upang mag-imbestiga at sa gabi naman ay ginagapang ang tahanan ng mga sibilyan upang patuloy na takutin at gipitin. Sa Brgy. Monteclaro, isang buntis ang naagasan dahil sa matinding takot at sikolohikal na *stress* na idinulot ng iligal na paghahalughog ng mga nag-ooperasyong sundalo at pulis sa kanilang tahanan.

**Palawan.** Nanalasa ang FMO ng 3rd Marine Brigade (MBde) sa pangunguna ni Col. Jimmy Larida sa Brgy. Tinitian, Roxas noong Oktubre 12 kung saan pinakahuling biktima sa kampanyang pwersahang pagpapasuko ang mga magsasaka, pati ang dalawang menor de edad at isang bata.

Sa paghahabol ng mga opisyal ng 3rd MBde ng malaking pera mula sa pondo ng PPTF-ELCAC, isinagawa nito ang todo-todong panggigipit at interogasyon sa mamamayan ng Brgy. Tinitian. Hindi pinatawad sa interogasyon maging ang mga menor de edad kabilang ang isang 9-taong gulang na bata. Walang kahihiyang iprinisenta sa midya ang mga inosenteng kabataan na nag-eedad ng 14 at 16 taong gulang na diumano ay mga "NPA fighter". Malinaw na paglabag ito sa internasyunal na makataong batas hinggil sa pagrespeto at paggalang sa karapatan ng mga bata at pagsangkot sa mga ito sa digmaan.

Pinabulaanan naman ng Bienvenido Vallever Command (BVC)-BHB Palawan ang pinapakalat ng 3rd MBde na nagrerekrut ang BHB-Palawan ng mga menor-de-edad at buntis pa na kabataang kababaihang "NPA fighters" sa Brgy. Tinitian.

Samantala, kinulimbat ng 3rd MBde ang P15,000 "pabuya" sa bawat "NPA surrenderee". Binigyan lamang ang mga biktima ng bigas, sardinas, *noodles* at tig-limang daang piso at matapos ay pinapirma sa papel bilang "voluntary surrenderee".

Hinalughog din ng mga sundalo ang mga bahay ng magsasaka sa Sitio Karatong sa nasabing barangay nang walang ipinakitang *search warrant* at walang pakundangan pa nilang sinira ang mga nakasakong palay.

**Batangas.** Noong Oktubre 11, pumasok ang isang kumpanyang sundalo sa Sitio Guang, Brgy. Sapangan, San Juan at mula dito ay ginalugad ang mga sityo at baryong nasa kabundukan kabilang ang mga barangay ng Sapangan, Sampiro at Quipot. Sinaklaw din ng dalawang linggong operasyon ang mga barangay ng Malinao, Calantas at Nasi sa Rosario.

Hindi bababa sa isang milyong pisong pondo ng bayan ang winaldas ng AFP sa operasyong ito. Bahagi ito ng anti-komunistang kampanya ng rehimeng US-Duterte para durugin ang BHB sa Batangas. Layunin din nitong maghasik ng takot sa mamamayan upang pigilan ang anumang paglaban sa malaganap na pangangamkam ng lupa at pagwasak ng kabundukan para sa interes ng iilan.

Kasabay ng pagpasok ng mga militar ang buldoser na bumubutas sa kabundukan ng San Juan. Nagsisilbing bantay ang mga mersenaryong sundalo sa mga lupang kinamkam ng mga Salud-de Villa para sa proyektong "pangkaunlaran". Bukod sa Salud-de Villa, ang lupa ng mga magsasaka sa kabundukan ng San Juan at Rosario ay inaagaw rin ng mga angkan ng panginoong maylupa/ negosyante na Macatangay, Villapando, Babao at Medina.

Habang nag-ooperasyon ang

mga sundalo, pataksil na naglulunsad ng eksplorasyon at pananaliksik ang mga debeloper para sa napipintong *geothermal project* na sasaklaw sa humigit kumulang 26,730 ektarya ng kabundukan ng San Juan, Rosario at Taysan. Aabot sa 12 barangay ng San Juan ang tiyak na maaapektuhan at mapapalayas. Nagpapalipad din ang mga debeloper ng mga *drone* sa kabundukan para pabilisin ang pagsusukat ng lupa at eksplorasyon. Kasabwat ng mga ito ang mga dayuhang negosyante mula sa Canada, na isa sa pangunahing pinagmumulan ng teknolohiya at eksperto para sa pagsasakatuparan ng mga *geothermal project* sa Pilipinas.

Bukod sa proyektong *geothermal*, nakaamba rin sa kabundukan ng buong Silangang Batangas ang iba pang proyektong magpapalayas at pipinsala sa kabuhayan ng mga magsasaka tulad ng napapabalitang *resort* na ipapatayo ng mga de Villa, *solar plant*, pribadong *farm* ni Bong Go at ang 25-*building* na *poultry* ng San Miguel Corporation sa Malinao at Calantas.

Ayon kay Armando Cienfuego, tagapagsalita ng Melito Glor Command (MGC)-BHB Timog Katagalugan, "Malinaw na ang muling pagbugso ng sabay-sabay na mga operasyong militar sa rehiyon ay bahagi ng *final push* ng rehimeng Duterte laban sa PKP-BHB-NDFP. Desperado itong pahupain ang papalawak na disgusto sa rehimen at lumalakas na pakikibaka para pabagsakin ang taksil, pasista at tiranong si Duterte."

Nanawagan ang MGC-BHB TK sa mamamayan ng rehiyon na ibayong palakasin ang pagkakaisa nito sa BHB upang labanan ang lahat ng atake ng rehimeng Duterte at pasistang AFP-PNP.

## 2 organisador ng magsasaka at mangingisda, dinakip sa Sariaya, Quezon




Dinakip ng pinagsanib na 50 pwersa ng PNP-CALABARZON at 2nd Infantry Division ng Philippine Army (IDPA) sina Erlindo Baez, tagapagsalita ng Bagong Alyansang Makabayan (BAYAN)-Batangas at Wilfredo Capareño, *coordinator* ng Anakpawis-Batangas noong Oktubre 6, bandang alas-dos ng madaling araw sa Sityo Sentro, Barangay Manggalang Uno, Sariaya, Quezon. Ipiniit sila sa Camp Soledad Dolor, Candelaria, Quezon.

Matatandaang isa si Baez sa mga *target* ng Bloody Sunday Massacre noong Marso 7 kung saan hinainan siya ng *search warrant* at tinamnan ng mga pasabog at armas. Wala lamang siya sa kanyang bahay kaya hindi naaresto.

Sinampahan ng PNP-CALABARZON sina Baez at Capareño ng mga gawa-gawang kasong *illegal possession of firearms and explosives*. Si Baez ay pinaratangang lider ng Finance Staff at myembro ng Executive Committee ng Sub-Regional Military Area 4C ng Southern Tagalog Regional Party Committee. Mariing pinabulaanan ng National Democratic Front of the Philippines-Timog Katagalugan (NDFP-TK) ang bintang na ito ng PNP-CALABARZON at 2nd IDPA.

Sina Baez at Capareño ay mga organisador na tumutulong sa mga magsasaka at mangingisda sa Sariaya na may kinakaharap na bantang demolisyon at kasong pangangamkam ng lupa ng San Miguel Corporation (SMC). Malaking problema ng mga magsasaka at mangingisda ang nakaambang dislokasyon sa kanilang lupang kinatitirikan at pinagkukunan ng kabuhayan.

Ang mga sundalo ang nagsisilbing *escort-security* ng SMC at ginagamit sa paghahasik ng takot sa lugar para yumukod ang mga residente sa kagustuhan ng SMC kasabwat ang lokal na gubyerno. Pinaparatangan din ng mga berdugo na tagasuporta ng PKP-BHB-NDFP ang mga magsasaka at mangingisdang patuloy na naninindigan para sa kanilang mga karapatan. Binabantaan silang aarestuhin kapag nabalitaang kumukupkop ng mga miyembro ng nire-red-tag na mga organisasyong Karapatan, Pamalakaya, Anakpawis at BAYAN.

Hindi kaagad na inilitaw ang dalawang inaresto at ipinagkait ng PNP-CALABARZON at 2nd IDPA na makita o makausap sila ng kanilang mga kaanak at kaibigan. Ngunit hindi natinag ang mga kaanak at kinalampag nila ang kampo hanggang sa maobliga silang payagan na papasukin. Ipinanawagan din ng mga kapamilya at ng mamamayan ng Timog Katagalugan na kagyat na palayain ang dalawa.

Nitong Oktubre 25, pinawalambisa ng Tanauan City *Regional Trial* Court Branch 6 ang search warrant laban kay Baez at dinismis ang kasong *illegal possession of firearms and explosives*. Inutos na rin ng naturang korte sa Tanauan City Police Station na agad palayain si Baez.

## Pagpapalaya sa Romblon 4, ipinanawagan

Ipinapanawagan ang agarang pagpapalaya kina Maria Theresa Dioquino, Marlon Torres, Benny Hilamon, at Nolan Ramos o tinawag na Romblon 4, mga mangingisdang dinakip nang masalanta ng bagyo noong Hunyo. Pormal ding sumulat ng apela ang Karapatan-Timog Katagalugan sa tanggapan ng BJMP MIMAROPA at Romblon RTC Branch 81 para humingi ng paliwanag sa nararanasang *isolation, intimidation* at *harassment* ng Romblon 4 habang nasa loob ng Romblon Provincial Jail.

Dalawang pagkakataong binisita si Dioquino ng mga *military intelligence personnel* at isinailalim sa interogasyon na malinaw na labag sa natural at natatanging proseso ng pagdinig ng kanilang kaso sa korte.

Bukod dito, inihiwalay si Dioquino sa kanyang mga kasamahan at mag-isa sa kanyang selda. Patuloy na ipinagkakait sa kanya na makalahok sa mga aktibidad at gawain sa loob ng kulungan tulad ng *sports*, ehersisyo, at iba pa. Hinahadlangan din ang pag-iipon niya ng puntos para magkwalipika sa Good Conduct Time Allowance (GCTA).

Maraming nilalabag ang Romblon BJMP at PNP sa nararapat na kondukta at pagtrato sa Romblon 4 ayon sa UN Protocol hinggil sa karapatan ng mga bilanggo. "Dapat na itigil ang panggigipit na nararanasan ni Dioquino sa loob ng piitan. Kagyat ding ibasura ang mga gawa-gawang kasong isinampa sa Romblon 4!", pagtatapos ng pahayag ng Karapatan-TK.




## Iligal na demolisyon, iniraratsada para sa mga proyektong BBB

Nagpapatuloy ang mga iligal na demolisyon ngayong Oktubre para bigyang daan ang mga proyektong Build, Build, Build (BBB) ng rehimeng Duterte. Sa pagkaganid ng rehimen, hindi nito isinaalang-alang ang labis na kahirapan ng mga magsasaka at maralita sa Rizal at Batangas sa gitna ng pandemyang COVID-19.

**Rizal**. Noong Oktubre 21, 11 bahay ng mga magsasaka sa Sitio Seedling, Brgy. Macabud, Rodriguez ang iligal na giniba ng mga gwardya ng Metro Water Sewerage System (MWSS) at bayarang *goons* ng Star-E Agency at Catalina Security Agency. Matapos ang demolisyon, nagbantang babalikan pa ng mga ito para gibain ang natirang 25 bahay ng mga magsasaka. Walang ipinakitang papel o anumang katibayan ang MWSS bago idemolis ang kanilang mga tahanan.

Mahigit sa 2,270 ektaryang lupain ang inaangkin ng MWSS na umano'y bahagi ng La Mesa Dam. Nagsimulang linangin ng mga magsasaka ang lupa noong dekada '90 at may tanim na itong mga gulay at saging bago pa man pinag-interesan ng MWSS.

Ayon sa Tanggol Magsasaka-Timog Katagalugan, matagal na silang nakikipag-dayalogo sa Deparment of Agrarian of Agrarian Reform (DAR) at Department of Environment and Natural Resources (DENR) para maglunsad ng *ocular inspection* at tukuyin ang lupang agrikultural upang maipamahagi na ito sa mga magsasaka.

Nananawagan ang mga magsasaka sa Sitio Seedling kay Mayor Dennis Hernandez ng Rodriguez at Gobernador Rebecca Ynarez ng Rizal na kagyat na ipatigil ang demolisyon ngunit walang tugon sa kanilang mga naging hinaing.

**Batangas**. Nagpapatuloy ang banta ng demolisyon sa Brgy. San Isidro Sur, Sto. Tomas na nakatanggap lamang ng *verbal notice* sa lokal na pamahalaan noong Setyembre. Itinakda ang demolisyon noong Oktubre 24.

Bago pa ang iligal na demolisyon, may 10-15 bahay na ang giniba sa huling mga buwan ng 2020 nang walang *court order*. Walang kompensasyong ibinigay para sa mga biktima at sa halip, nag-alok ang lokal na pamahalaan sa mga residente ng isang *relocation site* sa ilalim ng Tahanang Tomasino Program. Isang *relocation site* kung saan kailangang bayaran ng mga residente ang kanilang magiging tirahan ng halagang P384,000. Idinadaing ng mga residente na hindi nila kayang bayaran ang ganitong halaga.

Patuloy na iginigiit ng mga residente na magkaroon ng dayalogo sa Sangguniang Bayan at Maligaya Homeowners Association ng San Isidro Sur. Nananawagan din sila ng kompensasyon at abot-kayang relokasyon sang-ayon sa *implementing rules and regulations* (IRR) ng Urban Development and Housing Act of 1992. Ang isinasagawang demolisyon ay para sa proyektong BBB na Malvar-Sto. Tomas Diversion Road. Subalit hindi malinaw sa mga residente ang proyekto dahil walang inilabas na *project design* ang LGU.

# Halimaw na AFP, nilapastangan ang labi at libing ng isang Pulang mandirigma

Mariing kinondena ng Apolonio Mendoza Command (AMC)-BHB Quezon at ng mamamayan ng Quezon ang pambabastos ng halimaw na 85th IB sa labi at maging sa libing ni Fernando "Ka Eleven" Anda, Jr. Si Ka Eleven ay nagbuwis ng buhay sa isang labanan noong Oktubre 11 sa Brgy. Recto, General Luna.

Nang makuha ng militar ang labi ni Ka Eleven, inihagis ito na parang hayop sa harap ng bahay ng kapitan ng Brgy. Recto at kasabay na binantaan ang nasabing kapitan dahil sa naganap na labanan.

Samantala, nabigo ang mga berdugong militar na guluhin at isabotahe ang mapayapang paglilibing kay Ka Eleven sa Macalelon noong Oktubre 13. Galit na tinutulan at pinigilan ng pamilya at mga kababaryo ang pambabastos ng mga sundalo sa pagtatangka nitong kabitan ng istrimer na may nakasulat na "Salot ng Lipunan" ang nitso ni Ka Eleven.

Ayon kay Ka Cleo del Mundo, tagapagsalita ng AMC, "Likas na walang galang at pagkilala sa batas ng digma ang mga sundalo ni Duterte. Matapos nilang itrato na parang hayop ang bangkay ni Ka Eleven, may gana pa silang pumunta sa huling hantungan nito at manggulo."

Sa pandaigdigang makataong batas, may karapatan ang sinumang napaslang sa labanan sa isang disente at marangal na libing anuman ang kanyang paniniwala at pampulitikang paninindigan. Nakasaad rin dito na dapat irespeto ng magkatunggaling pwersa ang karapatan ng magkabilang panig sa digma, kahit ang mga labi ng kanilang kalaban.

*KILOS PROTESTA*



# Mga magsasaka sa Timog Katagalugan, lumahok sa pagkilos sa Buwan ng Magsasaka




Lumahok sa pambansang pagkilos ang mga magsasaka sa Timog Katagalugan sa pangunguna ng Katipunan ng mga Samahang Magbubukid sa Timog Katagalugan (KASAMA-TK) upang gunitain ang Buwan ng mga Magsasaka.

Noong Oktubre 20, sumugod ang mahigit isandaang magsasaka ng Timog Katagalugan sa Camp Aguinaldo, bitbit ang mga litrato ng mga kasamahan nilang biktima ng pamamaslang ng militar. Naglunsad din sila rito ng programa para singilin ang mga berdugo.

Ayon sa tagapangulo ng Kasama-TK na si Jerry Luna, "Nananawagan kaming itigil na ang pamamaslang sa mga magsasaka at aktibista na nakikibaka para sa ayuda ngayong pandemya at nakikipaglaban para sa karapatan sa lupa."

Aabot na sa 11 magsasaka ang pinatay sa rehiyon mula nang umupo sa poder si Duterte. Bukod pa rito, walang humpay na naghahasik ng karahasan ang mga sundalo at pulis sa mga magsasaka kung saan higit pang dumami ang mga biktima ng paglabag sa karapatang tao at sapilitang pagpapasuko sa mga inosenteng sibilyan bilang mga kasapi diumano ng CPP-NPA-NDF.

Matapos nito, nagmartsa sila sa Batasang Pambansa upang ipanawagan sa mga mambabatas na agarang isabatas ang P15,000 ayuda para makabangon ang mga magsasaka, katutubo, mangingisda at mamamayang biktima ng pandemya, pagputok ng Bulkang Taal at sunud-sunod na bagyo at pagbaha na naranasan ng mamamayan ng Timog Katagalugan.

Nagprotesta rin sila sa harap ng pambansang opisina ng Department of Agrarian Reform (DAR) at Department of Environment and Natural Resources (DENR) upang singilin ang mga ahensya sa kainutilan nitong lutasin ang napakatagal na mga kaso sa lupa ng mga magsasaka, katutubo at mangingisda na nagreresulta ng bantang pagpapalayas sa kanilang mga lupang sakahan at panirahan.

Kinabukasan, Oktubre 21, nakipagsanib pwersa ang mga magsasaka ng Timog Katagalugan sa iba pang mga samahang magbubukid at sektor sa pambansang pagkilos patungong Mendiola sa ilalim ng panawagang "P15,000 ayuda, ngayon na! Itigil ang pamamaslang at wakasan ang rehimeng US-Duterte!"

# Papuri sa uring magsasaka

ni Ka Pleni



Mapagpalang kamay nila ay sambahin
Mga magsasakang langit ang lupain
Natatanging yamang bumubuhay man din
Sa sangkatauhan, handog ay pagkain.
Maghapon sa bukid, maylikha ng butil
Ngunit sila ang ni walang maisaing
Sikmurang walang laman ay dumaraing
Lupa! Kabuhayan! Tawag nila'y dinggin.

At kung may tunay ngang naghawan ng bukas
Nanaig ang pag-asang makita'ng sinag
Ang kainginerong naghawan sa gubat
Ang nagbigay saysay sa lupaing bukás.
Produksyon ma'y maliita't hindi sapat
Pagod araw-araw, kahit kai'y salat
Pero 'pag gobyerno, sila ang masakbat
Ay sila pa itong maysala sa batas.

Kung titingalai't dapat papurihan
Na bathalang dito sa lupa nanahan
Sila'y magkokoprang leeg ma'y mangalay
Sa pagkakatingala't pagkawit sa pakay
Magbunot, magbaak, magluto't magtigkal
Hapding balikat sa daang koprang pasan.
Industriya ng n'yog, baya'y pinayaman
Ay sila't sila pang nalubog sa utang.

Kung may nagdulot man ng tamis sa tao
Higit na kilanlin silang magtutubó
Nagpaligaya sa mapait na mundo
Handog ay asukal sa lahat ng dako
'Di alintana ang kainita't hapo
Buhay anong hirap, animo'y impyerno
Barya-baryang sahod kanilang natamo
At pambabarat sa kanilang produkto

Dakilang nangahas maglayag sa dagat
Silang mangingisdang sa buhay ay salat
Sa gitna ng laot, hawak nila'y lambat
Buhay ma'y ibuwis, sa tungkulin tapat
Na ang lamang-dagat at isda'y ihatid
Sa taumbayan nang kalam ay mapatid.
May huli ma't wala kapag nakabalik
Ay sila ring lunod sa pagkakagipit.

Kung hanap ay tunay na tagapaglikha
Ng yaman, pagkain dito sa 'ting bansa
At nagpakasakit, ni isubo'y wala
Dapat dakilain, uring magsasaka!
Mayorya ng lakas, pangunahing pwersa
Ng rebolusyon sa pagkamit ng laya
Kung di magkaisa'y manatiling dukha
Mababago'ng lahat kapag nakibaka!